ANG Bayan

Pahayagan ng Partido Komunista ng Pilipinas
Pinapatnubayan ng Marxismo-Leninismo-Maoismo

Espesyal na Isyu | Nobyembre 7, 2017

# 100 TAON REBOLUSYONG OKTUBRE



## ISABUHAY ANG DIWA NG DAKILANG REBOLUSYONG OKTUBRE



ANG REBOLUSYONG OKTUBRE ANG TANGLAW SA PAGSULONG NG REBOLUSYONG PILIPINO



SERYE TUNGKOL SA REBOLUSYONG OKTUBRE SA ANG BAYAN

ESPESYAL NA ISYU | NOBYEMBRE 7, 2017

# NILALAMAN



## Mula sa Tagapaglathala

Ihinahandog ng *Ang Bayan* ang espesyal na isyung ito bilang ambag sa pandaigdigang paggunita ng Dakilang Sosyalistang Rebolusyong Oktubre. Sa pamamagitan nito, ipinababatid ng Partido Komunista ng Pilipinas ang mahigpit na pagkilala sa walang-kapantay at nagpapatuloy na kabuluhan ng tagumpay na ito ng proletaryo at mamamayang Russian sa kasalukuyang pakikibaka ng proletaryo at mamamayan ng buong daigdig. Maliban sa mensahe ng Komite Sentral at Mensahe ni Prof. Jose Maria Sison, ang mga artikulong naririto ay halaw mula sa pitong-bahaging serye tungkol sa Rebolusyong Oktubre na inilabas ng *Ang Bayan* mula Nobyembre 7, 2016 hanggang Hulyo 21, 2017.


philrevwebcentral
prwc_info
prwcinfo
philippinerevolutionwebcentral
cppinformationbureau@gmail.com




*Mensahe para sa mga Pilipinong Komunista kaugnay sa Rebolusyong Oktubre*

# Rebolusyong Oktubre

## ang tanglaw sa pagsusulong ng Rebolusyong Pilipino



Jose Maria Sison
Tagapangulong Tagapagtatag
Partido Komunista ng Pilipinas



Mahal na mga Kasama,

Nagagalak at nagpapasalamat ako sa paanyayang magpaabot ng mensahe sa lahat ng Pilipinong komunista sa pamamagitan ng *Ang Bayan* at lumahok sa selebrasyon ng ika-100 anibersaryo ng Dakilang Sosyalistang Rebolusyon ng Oktubre sa pamamagitan ng espesyal na isyu nito.

Nais kong iugnay ang Rebolusyong Oktubre sa umiiral na rebolusyong Pilipino at ialok sa inyo at lahat ng mambabasa ng *Ang Bayan* ang isang tala ng mga akdang ginawa ko magmula pa noong Mayo 5 nang inilunsad sa Pilipinas ang pandaidigang selebrasyon ng Rebolusyong Oktubre na pinangunahan at inorganisa ng International League of Peoples´ Struggle at People´s Resource for International Solidarity and Mass Movement.

Bunga ng rebisyunistang pagtataksil sa sosyalismo, nasa panahon pa tayo ng makabagong imperyalismo at rebolusyong proletaryo. Matapos ang ganap na panunumbalik ng kapitalismo sa mga mayor na sosyalistang bansa at pagguho ng Unyong Sobyet sa mga taong 1989-1991, ang estratehikong pag-atras ng layuning sosyalista ay diniinan ng mga opensibang ideolohikal, pulitika, ekonomiko at militar ng imperyalismong US bilang nagsosolong superpoder.

Sa ganitong kalagayan, naging tampok ang demokratikong rebolusyon ng bayan sa Pilipinas sa pananatiling matatag at sa pag-unlad nang umaasa sa sarili sa landas ng rebolusyonaryong pakikibaka para sa pambansa at panlipunang pagpapalaya. Ipinamalas nito sa proletaryado at mamamayan ng daigdig na maaaring magsagawa ng rebolusyonaryong pakikibaka laban sa imperyalismong US at reaksyon, maging malakas at nakakabuhay sa layuning sosyalista kahit na sa isang bansang base ng imperyalismong US sa rehiyong Asya-Pasipiko.

Ang Partido Komunista ng Pilipinas na namumuno sa demokratikonng rebolusyon ng bayan ay sumusunod sa mga turo ni Lenin at sa halimbawa ng Rebolusyong Oktubre sa teoretikal na konteksto ng Marximo-Leninismo-Maoismo. Sa gayon nananatili at nakakapagpalakas ito. Kaalinsabay nito, nasasaksihan nito ang global na ispektakulo ng imperyalismong US na aroganteng nagbabanat at nagpapahina sa sarili at nagpapabilis sa estratehikong panghihina nito sa pagpapalubha at pagpapalalim ng krisis ng kapitalismo at pagwawaldas sa malaking rekursong pantao at materyal sa pamamagitan ng neoliberal na ekonomikong opensiba at walang tigil na mga gerang agresyon.

Sa panahong ito, nakikita na natin ang malakihang transisyon sa isang rebolusyonaryong agos sa global na saklaw. Lahat ng mayor na kontradiksyon ay tumitindi: sa pagitan ng kapital at paggawa sa mga bansang industriyal kapitalista; sa pagitan ng imperyalismo at mga mamamayang inaapi; sa pagitan ng imperyalismo at mga bansang naggigiit ng kasarinlan; at sa hanay ng mga imperyalistang kapangyarihan.

Sa pagiging mayor na kapitalistang kapangyarihan, ang Tsina at Rusya ay mapagpasya sa pagpapatindi sa mga kontradiksyon sa hanay ng mga imperyalista sa isang mulitpolar na daigdig. Higit sa rati, ang Rebolusyong Oktubre ay tanglaw sa rebolusyong Pilipino. Ang pagpupursigi ng




**Historic Significance, Global Impact and Continuing Validity of the Great October Revolution Led by Lenin** Mayo 5, 2017

**Message of Solidarity to the Participants of the Study Conference to Celebrate the Centenary of the October Revolution in New York**, Hulyo 1, 2017

**Mensahe sa nga Kalahok sa ORCC-CL**
Hulyo 7, 2017

**The Future of Imperialism and Socialism**
Message to participants in the launch and forum on Lenin´s Imperialism in the 21st Century
Hulyo 21, 2017

**Message of Solidarity to the Celebration of the Centennary of the Great October Revolution in Dakar, Senegal**
Agosto 24, 2017

**Build the Bolshevik-Type of Party and Revolutionary Mass Movement**
Message of Solidarity to the Japan-Philippines Committee for the Celebration of October Revolution Centenary, Setyembre 10, 2017

**Uphold the Validity of the Great October Socialist Revolution, Fight to Defeat Imperialism and Advance the Proletarian Revolution**
September 23, 2017

**On the Significance of the Great October Socialist Revolution**
Oktubre 14, 2017

**The October Revolution Lives: Conclusions for the Revolutionary Class Struggle Today**
Oktubre 27, 2017

**Message of Solidarity to Participants in Peace, Bread and Land Celebrating the Centenary of the 1917 October Revolution**
Oktubre 28, 2017

proletaryado at mamamayang Piilipino sa rebolusyonaryong pakikibaka ay mayor na sangkap na may kabuluhang global sa paghahanda ng muling pagsulong ng anti-imperyalistang pakikibaka para sa pambansang kalayaan, demokrasya at sosyalismo. Gayundin, nakikinabang sila sa ganitong pagsulong ng pandaigdigang rebolusyong proletaryo.

Napatunayan ang teorya ng Kasamang Mao hinggil sa pangangailangan ng patuloy na rebolusyon sa ilalim ng diktadurang proletaryo sa pagturol sa makabagong rebisyunismo bilang pangunahing nakamamatay na banta sa layuning sosyalista at sa internasyunal na kilusang komunista at sa paglalahad ng mga prinsipyo at pamamaraan ng rebolusyong kultura sa paglaban sa rebisyunismo, pagpigil sa panunumbalik ng kapitalismo at pagkonsolida ng sosyalismo sa lipunang sosyalista.

Tulad ng Komuna ng Paris ng 1871, tinalo ng burges na kontrarebolusyon ang Dakilang Proletaryong Rebolusyong Kultural ng 1966-76. Subalit nagpamana ito sa atin ng mahahalagang aral sa paglaban at pagsusulong ng sosyalismo sa patuloy na epokal na tunggalian ng proletaryado at burgesya, sa pagitan ng sosyalismo at kapitalismo.

Umaasa ako na ibayong liliwanag sa inyo ang mga sinabi ko kung basahin at aralin ninyo ang inaalok kong tala ng mga sinulat ko kaugnay ng selebrasyon ng ika-100 anibersaryo ng Rebolusyong Oktubre.



*Panoorin ang bidyo ng mensaheng ito ni Ka Joma sa youtube.com*

# ANG REBOLUSYONG OKTUBRE



## PEBRERO 26-27, 1917

Ibinagsak ng burges-demokratikong rebolusyon ang tsar at nabuo ang dalawang sentro ng kapangyarihang pampulitika - ang pambansang probisyunal na gubyernong kontrolado ng burgesya sa ilalim ni Prime Minister Aleksandr Kerensky, at ang mga sobyet ng mga manggagawa, sundalo at magsasaka. Nagpukaw at nag-organisa ang Partido sa mga sobyet, mga unyon ng manggagawa, at sa hukbong katihan at pandagat.



## ABRIL 16, 1917

Dumating si Lenin sa Finland Station sa Petrograd matapos ang mahigit isang dekadang pagkadistyero.





## AGOSTO 3, 1917

Itinakda ng Partido na tapos na ang panahon para sa mapayapang pagbabago at kailangan na ng armadong pagkilos.

## AGOSTO 25, 1917

Nabigo ang pakana ni Heneral Kornilov na pangibabawin ang kapangyarihang militar at durugin ang mga Bolshevik. Sa pamumuno ng Partidong Bolshevik, ipinagtanggol ng mga Red Guard, mga unyon ng manggagawa at mga sundalo at marinero ng mga sobyet ang syudad laban sa lumulusob na Third Mounted Corps.







## OKTUBRE 21, 1917

Ibinaba ng Rebolusyonaryong Komiteng Militar ang direktibang maghanda ang lahat ng rebolusyonaryong yunit sa hukbo, mga pabrika, planta at maging sa mga barko-de-gerang Aurora at Zarya Svobody para sa pag-aalsa.

## OKTUBRE 24, 1917

Madaling araw, inatake ni Kerensky ang imprenta ng Rabochy Put, ang pahayagan ng Partido. Naipagtanggol ito ng milisya ng mga manggagawa, ang Red Guards










## ABRIL 19, 1917

Inilathala ang April Theses, ang pagpihit ng rebolusyong Russian mula sa burges-demokratiko tungo sa sosyalistang rebolusyon, ang pamumuno ng proletaryong Russian, at ang paglipat ng kapangyarihang pampulitika mula sa burges na estado tungo sa mga sobyet.

## HUNYO-HULYO, 1917

Nabago na ang komposisyon ng marami sa mga sobyet pabor sa mga Bolshevik at nagdala na ng panawagan ng Partido. Naganap sa Petrograd ang malakihang mga rali ng daan-daan-libong organisado at ispontanyong manggagawa, sundalo at kababaihan laban sa pagpapatuloy ni Kerensky ng gera at nanawagan ng paglipat ng kapangyarihan mula sa probisyunal na gubyerno tungo sa mga sobyet. Marami ang namatay sa pandarahas ng estado sa mga rali. Napilitang kumilos ng lihim ang mga Bolshevik sa harap ng matinding panunupil.

## OKTUBRE 10, 1917

Itinakda ng Komite Sentral ng Partido na hinog na ang kalagayan para sa pag-aalsa. Ibinatay ito sa:

(1) internasyunal na kalagayan kabilang ang paghina ng imperyalistang Germany;
(2) pagbaling tungo sa Partido ng popular na tiwala; at
(3) kapansin-pansing paghahanda para sa ikalawang atakeng militar ng maka-Kanan.









## OKTUBRE 25, 1917

Nakontrol ng mga rebolusyonaryong tropa ang mga istasyon ng tren, post office, telegramahan, ang mga ministri at ang bangko ng estado. Kinanyon ng barko-de-gerang Aurora ang Winter Palace pagdating ng gabi, pagkatapos ay lumusob ang mga rebolusyonaryong manggagawa, sundalo at marino at inaresto ang probisyunal na gubyerno. Naidaos ang Ikalawang All-Russian Congress of Soviets sa Smolny nang alas-10:45 ng gabi, kung saan mayorya ng mga nahalal ay Bolshevik. Ipinroklama ng kongreso na ang kapangyarihang pang-estado ay lumipat na sa mga sobyet.



# TEORETIKAL NA GABAY

Hindi lamang sa pagtatayo ng Partido Komunista ng Pilipinas noong 1930 nagmarka ang mga aral ng Rebolusyong Oktubre. Ayon kay Prof. Jose Maria Sison, ginamit sa Unang Kilusang Pagwawasto noong dekada 1960 hanggang muling itatag ang Partido noong 1968 ang mga aral ng Rebolusyong Oktubre na nasa mga akda ni V.I. Lenin:



Ikalawang Kongreso
Partido Komunista ng Pilipinas
Oktubre 24-Nobyembre 7, 2016



**What is to be done? (1902)**
Ano ang Dapat Gawin?

**Two Tactics of Social Democracy (1905)**
Dalawang Taktika ng Sosyal Demokrasya

**State and Revolution (1917)**
Estado at Rebolusyon

**Imperialism: Highest Stage of Capitalism (1916)**
Imperyalismo: Huling Yugto ng Kapitalismo

**Materialism and Empirio-Criticism (1908)**
Materyalismo at Empiryo-Kritisismo

**Philosophical Notebooks (1895 - 1916)**
Mga tala sa Pilosopiya

**Proletarian Revolution and the Renegade Kautsky (1918)**
Rebolusyong Proletaryo at ang Taksil na si Kautsky

**"Left Wing" Communism: An Infantile Disorder (1920)**
"Kaliwang Panig" na Komunismo: Sakit ng Kamusmusan

**The Right of Nations to Self-Determination (1916, 1920)**
Ang karapatan ng mga Bansa sa Pagpapasya sa Sarili

# ISABUHAY ANG DIWA NG DAKILANG SOSYALISTANG REBOLUSYONG OKTUBRE

## at isulong ang digmang bayan hanggang tagumpay

KOMITE SENTRAL
PARTIDO KOMUNISTA NG PILIPINAS

**Kaisa ng Partido Komunista ng Pilipinas (PKP) ang proletaryo at masang anakpawis sa buong daigdig sa pagdiriwang sa sentenyal ng Dakilang Sosyalistang Rebolusyong Oktubre. Hindi lalabis ang pagdiin sa kabuluhan ng padiriwang na ito sa gitna ng nagpapatuloy na krisis ng pandaigdigang sistemang kapitalista. Itinuturo ng lumalalang pagsasamantala sa proletaryado at mamamayang api ang patuloy na katumpakan at mahigpit na pangangailangan ng paglulunsad ng sosyalistang rebolusyon.**

Ang pinakaunang nagtatag ng sosyalistang sistema sa buong daigdig, ang mga manggagawang Russian at ang kanilang mga alyadong magsasaka, na lipos ng diwa ng rebolusyonaryong pakikibaka, ang siyang nagbibigay ng inspirasyon ngayon sa ating paglaban sa imperyalismo at lahat ng anyo ng pagsasamantala at pang-aapi.

Ang mga prinsipyo at aral na binuo ng Partidong Bolshevik sa ilalim ni Kasamang V.I. Lenin ay nagsisilbi ngayon bilang walang-kasinghalagang mga gabay sa Partido sa pamumuno nito sa dalawang-yugtong rebolusyon, ang bagong demokratiko at sosyalistang rebolusyon, sa Pilipinas.



Sa simula ng ika-20 siglo, pumasok na ang pandaigdigang sistemang kapitalista sa naghihingalong yugtong monopolyo kapitalismo o imperyalismo. Pinakawalan ng kapitalistang krisis ang malawakang disempleyo, pagwasak sa mga pwersa sa produksyon at sagupaang inter-imperyalista. Nang pumutok ang Unang Digmaang Pandaigdig noong 1914, nakalatag na ang kundisyon para sa sosyalistang rebolusyon.

Sa pamamagitan ng magkakasunod na pagwasak sa pyudal na monarkiya, pagbagsak ng burges na estado at pagtatayo ng diktadura ng proletaryado, ipinusisyon ng manggagawang Russian ang sarili para isagawa ang malalimang pagbabago ng lipunan, magtayo ng sosyalismo sa Russia, at tumayo bilang konsolidadong base ng pandaigdigang rebolusyong proletaryo.

**"DAHIL SA TAGUMPAY NG REBOLUSYONG OKTUBRE, NAGING SENTRO NG PANDAIGDIGANG PROLETARYONG REBOLUSYON ANG SOVIET UNION."**

Bago magsimula ang Ikalawang Digmaang Pandaigdig noong 1939, inilarawan ni Stalin ang Soviet Union bilang pinakaabanteng bayan sa daigdig sa usapin ng teknolohiya. Nalampasan na nito ang nangungunang kapitalistang mga bayan sa larangan ng ekonomya, sosyal, syensya at kultura, gayundin sa usapin ng demokrasya at kalayaan ng mamamayan.

Sa panahon ng Ikalawang Digmaang Pandaigdig, matagumpay na napaurong ng Soviet Union ang pananalakay ng Nazi Germany at nagdulot ng estratehikong bigwas sa pandaigdigang pwersang pasista na tumungo sa pagkakatalo nito at pagtatapos ng gera noong 1945. Gamit ang rebolusyonaryong pagtanaw sa kinabukasan, idineklara ni Lenin na bisperas ng sosyalistang rebolusyon ang imperyalismo.

Ibinunsod nga ng tagumpay ng sosyalistang rebolusyon sa Russia ang isang panahon ng epikong pakikibaka sa pagitan ng burgesyang kumakatawan sa lumang nabubulok na kapitalistang sistema at sa proletaryado at aping mamamayan na kumakatawan sa modernong sosyalistang sistema. Pumapel ang 1917 Rebolusyong Oktubre bilang pandaigdiang *Iskra*, ang diklap na nagpasiklab sa sosyalistang apoy sa buong daigdig sa ilang dekadang pambansa at sosyalistang pakikibaka laban sa mga imperyalistang gera at agresyon, kolonyal na pananakop at malakolonyal na paghahari.

Dahil sa tagumpay ng Rebolusyong Oktubre, naging sentro ng pandaigdigang proletaryong rebolusyon ang Soviet Union. Nanawagan si Lenin sa proletaryado ng mga kapitalistang bayan sa Europe na sunggaban ang pamumuno sa ispontanyong mga pag-aalsa na lumitaw mula sa kaguluhan at krisis ng Unang Digmaang Pandaigdig. Kasabay nito, binigyan niya ng partikular na pagpapahalaga ang pagtataguyod sa pambansang rebolusyonaryong mga gera sa atrasadong mga bayan.


Unang Kongreso ng Comintern, 1919

Noong 1919, namuno siya sa pagtatatag ng Ikatlong Internasyunal o ang Communist International (Comintern) na nagsilbing sentro para sa pagtutulungan, koordinasyon at pamumuno. Pinadulas nito ang pagtatayo ng mga partidong komunista sa mga bayan kung saan wala pa ito.

Sa loob ng di-hihigit sa kalahating siglo mula nang Rebolusyong Oktubre, lumawak ang sosyalistang kampo at sumaklaw sa sangkatlo ng buong mundo. Mula Europe hanggang sa Amerika, daan-milyong manggagawa at magsasaka ang pinalaya mula sa pambansa at makauring pagsasamantala at pang-aapi. Tutuwang na rin ang China, ang bayang pinakamarami ang tao, sa Soviet Union, bilang mga muog ng pandaigdigang proletaryong rebolusyon.




Ang paglitaw at paglago ng modernong rebisyunismo (ang bagong burges na ideolohiyang nagkukubli sa kurtina ng sosyalistang retorika) ay nagresulta sa malalaking kabiguan at kapitalistang pagpanumbalik mula noong huling bahagi ng dekada 1950 sa Soviet Union na tumungo sa lantarang burges na paghahari noong 1991 at mula huling bahagi ng dekada 1970 sa China na nagresulta sa todong sosyal na sobinismo at monopolyo kapitalismo ng estado. Ang mga kabiguang ito, gayunpaman, ay hindi nagkakaila sa mga tagumpay na nakamit ng sosyalismo. Sa katunayan, ang mapagsamantala at mapang-aping mga kalagayang kinapapalooban muli ng mga manggagawa at magsasaka dulot ng kapitalistang pagpapanumbalik, ay nagbibigay diin sa nagpapatuloy na katumpakan at pangangailangan ng paglulunsad ng sosyalistang rebolusyon.

Sa okasyon ng sentenyal ng Dakilang Sosyalistang Rebolusyong Oktubre, mahalaga para sa proletaryado na gagapin ang teorya ng nagpapatuloy na rebolusyon sa ilalim ng diktadura ng proletaryado para labanan ang modernong rebisyunistang pagkabulok sa ideolohiya at pigilan ang kapitalistang pagpapanumbalik. Malalim na nagagap ni Mao Zedong ang paninindigan ni Marx na kinakatawan ng sosyalismo ang isang buong pangkasaysayang epoka ng nagpapatuloy na makauring pakikibaka at pinaunlad ang teorya ni Lenin sa diktadura ng proletaryado upang ilinaw ang pangangailangan ng paglulunsad ng mga kampanya ng sosyalistang pagwawasto at mga rebolusyong pangkultura para mapigilan ang burgesya na makapusisyon sa loob ng sosyalistang sistema at maagaw ang kapangyarihang pampulitika mula sa proletaryado.

Armado ng teoryang ito, lubos nating mauunawaan ang kabuluhan ng nakaraang siglo ng proletaryong rebolusyon at burges na kontra-rebolusyon at kung gaano na kalayo ang naabot ng proletaryado mula sa Komuna ng Paris noong 1871. Tangan ang teorya ni Mao sa nagpapatuloy na rebolusyon, di kailanman bababa  ang rebolusyonaryong kapasyahan  ng proletaryado sa kanilang paglaban sa imperyalismo at lahat ng anyo ng pagsasamantala, pang-aapi, pasismo at reaksyunaryong paghahari; ang kanilang sosyalistang kasiglahan at optimismo ay laging mananatiling mataas habang nakakamit nila ang mas malalaki pang tagumpay sa hinaharap.

Bagamat naiiba sa anyo at tindi, ang kasalukuyang matagalang pandaigdigang depresyong kapitalista ay nagmumula rin sa parehong mga kalagayan ng kapitalistang labis na produksyon na humahadlang sa produksyong kapitalista at ekspanded na reproduksyon. Itinutulak ng gayong mga kundisyon ang mga monopolyo kapitalista upang patindihin ang imperyalistang pandarambong. Sa mahigit 50 taon na ngayon, nagpataw ang mga imperyalista ng kaayusan ng neoliberal na mga patakaran sa buong mundo upang patindihin ang pagsasamantala sa uring manggagawa at akumulasyon ng tubo.

Mula dekada 1970, sumailalim ang sambayanang Pilipino sa walang humpay na pagsalakay ng mga patakarang neoliberal. Nagresulta ito sa lumalalang krisis pang-ekonomya at pagkaatrasado, pinatinding mga anyo ng pagsasamantala at pang-aapi, malawakang

kawalang-lupa, disempleyo, kontraktwalisasyon at iba pang anyo ng "pleksibleng" empleyo, laganap na karalitaan at malalang mga panlipunang di-pagkakapantay-pantay. Patuloy na hawak ng imperyalismong US ang hegemonya at nagsasagawa ng interbensyong militar at pulitikal. Iniladlad nito ang presensyang militar sa karagatan ng Pilipinas at saanman may ibinibigay na pagkakataon ang napapansin o sinadyang tunggalian.










# "KUNG WALANG REBOLUSYONARYONG TEORYA, WALANG REBOLUSYON"

Ipinadiriwang ng proletaryo sa Pilipinas at sa daigdig ang sentenyal ng Dakilang Sosyalistang Rebolusyong Oktubre sa harap ng malalang kapitalistang krisis. Wala nang mas mabuting paraan sa paggunita sa makasaysayang tagumpay na ito kundi ang pagyakap sa diwa at rebolusyonaryong optimismo nito upang patatagin ang kanilang determinasyon na isulong ang proletaryong rebolusyon at pambansa-demokratikong pakikibaka sa gitna ng estratehikong imperyalistang pagdausdos. Tinatanaw ng pandaigdigang proletaryado ang paparating na bagong panahon ng sosyalistang pagbangon at pagsigla.

Naaalala ng Pilipinong proletaryado kung paano nila ginamit ang Marxismo-Leninismo-Maoismo bilang gabay sa pagtatakwil ng modernong rebisyunismo at muling pagtatayo ng Partido noong Disyembre 26, 1968 sa matatag na teoretikal na batayan at pamumuno sa rebolusyon batay sa kongkretong kalagayan ng lipunang Pilipino. Ang Leninistang kasabihang "Kung walang rebolusyonaryong teorya, walang rebolusyon" ay walang-alinlangang ipinapakita ng kung paanong ang Partido, na lipos ng Marxismo-Leninismo-Maoismo, ay namuno sa sambayanang Pilipino sa sunud-sunod na mga tagumpay ng matagalang digmang bayan. Nagsagawa ito ng iba't ibang kilusang pagwawasto upang itakwil ang modernong rebisyunismo, pahigpitin ang gagap sa rebolusyonaryong teorya at pataasin ang determinasyon na pamunuan ang rebolusyon.

Nananatili tayo sa panahon ng imperyalismo, ng naghihingalong kapitalismo, na ipinaliwanag ni Lenin. Kasalukuyan itong sakmal ng malawigang pandaigdigang depresyon. Sa gitna ng labis-labis na kalakal, nagtitiis ang proletaryado at mamamayan sa mababang sahod, gutom at kakulangan ng mga batayang pangangailangan. Dumaranas ang lahat ng mga susing pandaigdigang sentro ng kapitalismo ng pagbagal sa ekonomya, mga istagnasyon at resesyon sa harap ng lumalalang krisis ng sobrang produksyon. Tampok sa multipolar na imperyalistang daigdig ang tumataas na gastos sa militar, hibang na estratehikong deployment ng mga pwersang militar sa buong daigdig at mga gerang proxy. Patuloy na lumalakas ang mga inter-imperyalistang kontradiksyon sa pagitan ng dati at lumilitaw na mga imperyalistang kapangyarihan.

Ang US at iba pang imperyalistang bayan ay pinamumunuan ng mga papalalang mapanggerang rehimen na nagbabantang magpakawala ng mga gera ng malawakang pangwawasak. Pinag-iisipan ng baliw sa Capitol Hill ang plano para sa pagwawasak ng daigdig samantalang ang kanyang tuta, ang baliw na mambobomba ng Malacañang, ay nagpaplano paano mangungunyapit sa kapangyarihan sa anumang paraan sa harap ng lumalalang pagkakahiwalay sa mamamayang Pilipino. Sabay silang nagmumura sa saliw ng mga bomba mula sa himpapawid at mga *rocket*, samantalang pinapupurihan ang neoliberalismo, pasismo, rasismo, henosidyo, etnosidyo at pagkapoot sa kababaihan.

Nitong nakaraang taon, napaglabanan ng rebolusyonaryong kilusan ang todong-gera ng panunupil ng rehimeng US-Duterte. Napatatag ng Partido ang sarili nito sa ideolohiya, pulitika at organisasyon at pinamumunuan ang Bagong Hukbong Bayan at nagkakaisang prente bilang susing mga armas sa pagsulong ng dalawang-antas na rebolusyon.

Solidong umaabante kapwa ang pambansa demokratikong kilusang masa at ang rebolusyonaryong armadong pakikibaka.
Sa kabila ng malakihan at walang-patumanggang kampanyang militar ng mga tropang laking-batalyon at dibisyon, istraping, panganganyon at pambobomba mula sa himpapawid, nanindigan ang hukbong bayan at rebolusyonaryong masa, umangkop sa mga bagong pamamaraan, natuto ng mga aral, at sa proseso ay napalakas ang kanilang mga pwersa. Ang iba't ibang kumand ng Bagong Hukbong Bayan ay tumugon sa panawagan na maglunsad ng mga taktikal na opensiba, mabilis na nagpalawak at nagbawi ng mga prenteng gerilya, at nagpalaki ng kasapian, mga pormasyon at kakayahang lumaban ng hukbong bayan.

Sa paglulunsad ng rebolusyon, ang Partido at lahat ng rebolusyonaryong pwersa ay humuhugot ng inspirasyon kapwa sa kasalukuyang mga pakikibaka at tagumpay ng mamamayang Pilipino gayundin ng mga rebolusyonaryo ng Rebolusyong Oktubre isang siglo na ang nakaraan at ang sumunod na pandaigdigang rebolusyonaryong paglaban ng proletaryado. Ang lahat ng nga kadre at kasapi ng Partido ay determinadong magpalalim at mag-abante ng kanilang pag-aaral sa teorya at praktika ng Marxismo-Leninismo-Maoismo, at pagyamanin ito ng mga aral mula sa rebolusyong Pilipino.

**Magpugay sa Dakilang Sosyalistang Rebolusyong Oktubre!**
**Iwagayway ang bandila ng Marxismo-Leninismo-Maoismo!**
**Mabuhay ang Partido Komunista ng Pilipinas!**
**Isulong ang pambansa-demokratiko at sosyalistang mga rebolusyon!**
**Kamatayan sa imperyalismo! Isulong ang sosyalistang rebolusyon sa buong daigdig!**
**Mabuhay ang proletaryong internasyunalismo!**



# ANG REBOLUSYONG OKTUBRE SA REBOLUSYONG PILIPINO



Higit sa inspirasyon at aral ang ibinahagi ng uring manggagawa ng Soviet Union sa nakikibakang mamamayan ng daigdig. Sa suporta ng bagong-tatag na sosyalistang estado, ipinatupad ng Partidong Bolshevik ang internasyunalistang tungkulin na tulungan ang mamamayan ng iba't ibang bayan sa kanilang pakikibaka para sa paglaya, kasama na ang Pilipinas na noo'y may masiglang pakikibaka laban sa kolonyalismong US.

Matapos malutas ng sosyalistang gubyerno ang gera sibil at dayuhang agresyon, nagtayo ito ng mga istruktura at organisasyon para sa pamumuno ng uring proletaryado sa pandaigdigang pakikibaka. Itinayo nina Lenin ang Ikatlong Internasyunal na nagtaguyod ng teorya at praktika ng Marxismo-Leninismo at paglalapat nito sa kongkretong kalagayan ng iba't ibang bayan. Magkakasunod na itinayo ang Red International of Labor Unions at Peasant International na nagbigay ng sentro sa pagkakaisa at pagkilos ng mga unyon ng manggagawa at ng mga kilusang magsasaka sa iba't ibang bayan.

Nakarating sa Pilipinas ang impluwensya ng Rebolusyong Oktubre nang makadalo sa iba't ibang mga kumperensya at kongreso ng mga internasyunal na ito ang mga Pilipinong lider-masa. Nakatulong ito sa pagpapataas ng antas ng noo'y masigla nang kilusang manggagawa at magsasaka. Nag-aral din sa Communist University of Toilers of the East (C.U.T.E.) sa Moscow ang 13 manggagawa at magsasaka mula sa iba't ibang unyon at organisasyong magsasaka.

Tumulong ang Comintern sa pagtatayo ng Partido Komunista ng mga Isla ng Pilipinas na sa kalaunan ay tinawag na Partido Komunista ng Pilipinas. Ngunit hindi mahigpit na nailapat ng itinatag na Partido ang wastong linya sa pagsusulong ng rebolusyong Pilipino, at sa kalaunan ay tumahak na rin ito ng rebisyunistang linyang tulad ng dinala ng USSR sa panahon nina Khrushchev.

Ang Partido Komunista ng Pilipinas ay muling itinatag noong Disyembre 26, 1968 sa gabay ng Marxismo-Leninismo-Maoismo upang pangibabawan ang mabibigat na kamalian ng nakaraan, labanan ang modernong rebisyunismo at muling isulong ang rebolusyong Pilipino sa pamamagitan ng matagalang digmang bayan. Nilinaw nito ang kamalian ng modernong rebisyunismong Sobyet at ng sumunod na karanasan ng China.



**MARSO 1919**
Sa Moscow, itinayo ng Unang Kongreso ng mga Partido Komunista ng iba't ibang bayan ang Communist International o Comintern. Pinagtibay ang manipesto na nanawagan sa proletaryado ng lahat ng bayan na maglunsad ng pakikibaka para sa diktadura ng proletaryado para sa tagumpay ng mga sobyet sa buong daigdig.

**MARSO 1928**
Dumalo sina Crisanto Evangelista at Cirilo Bognot ng COF sa ika-4 na kongreso ng RILU sa Moscow. Dumalo rin si Jacinto Manahan ng Kalipunang Pambansa ng mga Magbubukid ng Pilipinas sa internasyunal na kumperensya ng Kristentern.

**ABRIL 20, 1928**
Pinagtibay ng Comintern Political Secretariat ang resolusyong "Mga Pangunahing Tungkulin ng mga Komunista sa Pilipinas".

Ito ay ang "pagtatayo ng isang panimulang grupong komunista, na unti-unting magtatransporma ng Partido Obrero tungo sa partido ng masa, isang epektibong partidong komunista."





**AGOSTO 26, 1930**
Itinayo sa isang kumbensyon sa Templo de Trabaho, Maynila, ang Partido Komunista ng Pilipinas, sa okasyon ng Sigaw ng Pugadlawin

**NOBYEMBRE 7, 1930**
Sa okasyon ng Rebolusyong
pormal na inilunsad sa rali sa
pagtatayo ng Partido Komun
Pilipinas. Sa rali, 3,000 sa 6,000 dumalong mga manggagawa at magsasaka ang pumirma ng aplikasyon para maging kasapi ng Partido



**OKTUBRE 24- NOBYEMBRE 7, 2016**
Inilunsad ang ika-2 kongreso ng PKP

IBAYONG PAGKAKAISA IBAYONG TAGUMPAY





**HULYO 1920**

**Pinagtibay ng Ika-2 Kongreso ng Comintern ang "Theses on the National and Colonial Questions."**

Idineklarang "lahat ng partido komunista ay dapat gumawa ng mga suportang aksyon sa mga pambansa-rebolusyonaryong kilusan sa mga kolonya. Ang anyo ng suporta ay dapat pag-usapan sa mga partido komunista ng nauukol na bayan."

**HULYO 3, 1921**

**Itinatag ng Comintern ang Red International of Labor Unions (RILU o Profintern) para maging sentro ng progresibong kilusang unyon sa buong daigdig**



**OKTUBRE 1923**

**Itinatag ng Comintern ang Red Peasant International (Krestintern) upang mapagkaisa ang militanteng mga kilusang magsasaka sa daigdig, laluna sa Asia at Eastern Europe.**



**1925**

**Itinayo nina Crisanto Evangelista ang Partido Obrero batay sa kilusang unyon at kilusang magsasaka. Iginuhit nito ang malinaw na pagkakaiba sa mga dilaw na unyon na kabilang ng Congreso Obrero de Filipinas (COF).**

**1928-1930**

**Iba't ibang bats ng manggagawa ang nag-aral sa C.U.T.E.**



**HULYO 1, 1927**

**idineklara ng Congreso Obrero de Filipinas ang suporta sa Pan Pacific Trade Union Secretariat. Sa sunod ay sumapi na ito sa RILU. Sa taong ito rin sumapi sa Kristentern ang Kalipunang Pambansa ng mga Magbubukid ng Pilipinas**



**ABRIL 1925**

**Inaprubahan ng ika-5 Plenum ng Comintern ang unang resolusyon tungkol sa Pilipinas**

**...Oktubre, ...a Tondo ang ...nista ng**



**1966**

**Inilunsad ang Unang Dakilang Kilusang Pagwawasto para magpalalim ng pag-aaral sa Marxismo-Leninismo-Maoismo, punahin ang mga kamalian ng partido, at pag-aralan ang wastong paglalapat nito sa Pilipinas**







**DISYEMBRE 26, 1968**

**muling pagtatatag ng Partido Komunista ng Pilipinas sa gabay ng Marxismo-Leninismo-Maoismo**



# AWIT NG REBOLUSYONARYO

## По долинам и по взгорьям

Maririnig sa mga awitin ng Rebolusyong Pilipino ang impluwensya ng Rebolusyong Oktubre. Isa rito ang adaptasyon na Awit ng Rebolusyonaryo, hango sa tono ng **Po dolinam i po vzgoriam (Through valleys and over hills)**.

Ang awiting ito ay malaganap sa Pulang Hukbo ng Russia upang ipagdiwang ang tagumpay ng sosyalistang gubyerno sa gera sibil.

Naisalin na ito sa iba't ibang wika kabilang ang Serbia-Croatia, French, German, English at Hungarian.

**Bukid, bundok, pagawaan at parang**
**Batis ng ating kabuhayan**
**Papayagan bang makamkam**
**Laya't kasaganaan**

**Ang dangal ng bayang Pilipinas**
**Na nais igupo ng dahas**
**Manggagawa ay magbalikwas**
**Tutulan mo ang paghamak**

**Ang lahat ay magkaisang hanay**
**Isa man ay walang hihiwalay**
**Hadlangan ang mga gahaman**
**Mapaniil na dayuhan**

**Bawat isa ay tibayan ang loob**
**Bakahin ang pambubusabos**
**Mga papet na manghuhuthot**
**Galamay ng mananakop**

**Ang damdamin nami'y nagliliyab**
**Buklurin sa iisang hangad**
**Umalpas na ng buong dahas**
**Sukdang dugo ay dumanak**
**Partido Komunista ang gabay**
**Bisig ang Bagong Hukbong Bayan**
**Ang lakas ay ang mamamayan**
**Sa paglaya ng bayan**

**Itaas ang Bandilang Pula**
**Nang lumaya ang bayan**
**Itaas ang Bandilang Pula**
**Nang lumaya ang bayan**

По долинам и по взгорьям
Шла дивизия вперёд,
Чтобы с боя взять Приморье -
Белой армии оплот

Наливалися знамена
Кумачом последних ран,
Шли лихие эскадроны
Приамурских партизан.

Этих лет не смолкнет слава,
Не померкнет никогда —
Партизанские отряды
Занимали города.

И останутся, как в сказках,
Как манящие огни
Штурмовые ночи Спасска,
Волочаевские дни.

Разгромили атаманов,
Разогнали воевод
И на Тихом океане
Свой закончили поход.



Monumento na nagdadakila sa mga sundalo ng Red Army
Spassk-Dalny, Russia



Kolektibong sakahan sa Klishevo, malapit sa Moscow, dekada 1930

# KABABAIHAN
## sa sosyalistang konstruksyon




**POSTER:** Marso 8, 1920

Ang tagumpay ng Rebolusyong Oktubre ng 1917 ang nagbunsod ng makasaysayang igpaw sa pagsulong ng pakikibaka ng kababaihan. Sa unang pagkakataon sa lipunang makauri, ang pagkakapantay ng mga kasarian ay hindi lamang sa pormal na batas. Sa pagpapabagsak sa sistemang kapitalista sa kanilang bayan nalikha ang kongkretong kundisyon upang matamo sa praktika ang pagkakapantay-pantay ng babae at lalaki. Ipinakita nito sa buong daigdig na ang paglaya ng kababaihan ay puspusang itinataguyod ng uring manggagawa at mahigpit na nakakawing sa sosyalistang rebolusyon.

# Pagsulong ng mga karapatan ng kababaihan

Pinamunuan at sinubaybayan ng mga kababaihan mismo ang mga ahensya at komite sa pagpapatupad ng sumusunod na mga batas at programa upang matiyak na itinataguyod ang mga ito sa prosesong naaayon sa kababaihan. Naging buhay na pagsasanay ito sa kanila sa sama-samang pagtatayo ng isang sosyalistang lipunan.




Rali ng kababaihan, Kremlin 1920



MGA DOKUMENTO NG REBOLUSYONG 1917 NA NAKAARIKIBO

## DEKLARASYON
### ng mga Karapatan ng mga Mamamayan

Winakasan ang dantaong patriyarkal at relihiyosong kapangyarihan ng pyudalismo at ng di pagkakapantay-pantay sa lahat ng larangan ng buhay panlipunan. Tinanggal ang mga restriksyon batay sa nasyunalidad o relihiyon, at itinatag ang ganap na pagkakapantay-pantay ng mga kasarian at ng mga nasyunalidad ng Russia. Ito ang unang estadong nagbawal sa diskriminasyon sa mga taong may piniling kasarian, bagamat noo'y hindi pa inabot ang antas ng pagkilala sa kasal sa pagitan ng mga homosekswal.

## KODIGO ng Paggawa ng 1918

Kabilang sa mga probisyon nito ang 30-minutong may bayad na breyk tuwing tatlong oras para magpasuso ng sanggol ang mga nagtatrabahong ina, ang walong linggong may sahod na *maternity leave*, mga pahingahan sa loob ng pabrika, libreng pangangalagang *prenatal* at pagkatapos manganak, at mga tulong pinansya. Mayroon itong mga klinikang pang-ina, upisinang pangkonsultasyon, lugar para sa pagpapasuso, narseri, at mga bahay pang-ina at sanggol.

Ipinagbawal din ang panggabing trabaho at obertaym sa mga buntis at nagpapasusong ina. Noong mga dekada 1920 at 1930, karaniwan ang pagbigay sa kababaihang manggagawa ng ilang araw na pahinga sa panahon ng pagregla, isang benepisyong hindi naipagkaloob ng alinmang estado.





Eskwelahang narseri, dekada 1930

## KODIGO
### sa Pag-aasawa, Pamilya at Pag-aalaga

Isinaad dito ang suporta ng magulang sa kanilang mga anak hanggang 18 taong gulang at ang karapatan ng bawat isa sa mag-asawa sa sarili nilang mga ari-arian.

Itinayo ng gubyerno ang mga panlipunan at pangkulturang pasilidad at komunal na serbisyo para sa mga manggagawang kababaihan upang mahatak sila sa mga programang pang-edukasyon at pagsasanay. Tiniyak ng bagong tayong gubyerno na makatanggap ang kababaihan ng sahod na pantay sa kalalakihan. Itinaguyod ang kanilang karapatan sa pantay na edukasyon at empleyo.

# Papel sa rebolusyon



Unang Kumperensya ng Manggagawang Kababaihan, Kremlin

Hindi simpleng naghintay ang kababaihang manggagawa na "maghandog" ng mga batas at makinarya para sa kanila ang gubyerno. Bago, habang, at pagkatapos ng rebolusyon ay namuhunan ng lakas at pagsisikap ang kababaihan kapwa para sa sariling uri, bayan at kasarian.

Bago ng rebolusyon, sangkatlo ng lakas-paggawa sa industriya ng Russia ay kababaihan. Ibinandila nila ang mga kahingian sa pantay na sahod para sa pantay na paggawa, may bayad na *maternity leave*, at pasilidad sa pangangalaga ng bata sa mga pabrika. Daan-daang kababaihan ang sumapi sa Partido Komunista, at kalahok sila sa lahat ng aspeto ng gawain, hayag at lihim, bilang pinuno ng mga lokal na komite, kuryer, propagandista at manunulat.

Masigla ang mga pangmasang pagkilos ng kababaihan sa Petrograd laban sa pagtaas ng presyo ng bilihin at sa digmaan. Ang Unang All-City Conference of Petrograd Working Women, noong Oktubre 1917, ay maagang nagtapos upang makalahok ang mga delegado nito sa insureksyon.

Noong 1919, itinayo ang Zhenotdel, ang seksyon ng kababaihan sa ilalim ng Komite Sentral ng Partido Komunista. Hinimok nito ang mga babae na lumahok sa pakikibaka para sa sosyalismo, nilabanan ang kamangmangan ng kababaihan at naglunsad ng mga pag-aaral sa mga bagong batas, nag-organisa ng mga agraryong kooperatiba ng kababaihang magsasaka, at nagpaunlad sa kalagayan ng kababaihang Muslim sa Soviet Central Asia.

Inihalal ng mga kababaihang manggagawa sa bawat pabrika ang kinatawan nila sa Zhenotdel. Nagsilbi silang mga obserber-aprentis sa iba't ibang sangay ng pampublikong aktibidad sa mga pabrika, sobyet, unyon, paaralan, ospital, at komunal na kusina, upang tiyaking gumagana ang mga batas at serbisyong para sa kababaihan. Inilathala noong 1920 ang Kommunistka (Babaeng Komunista), isang magasin para sa kababaihang anakpawis na tumatalakay ng mga paraan para sa paglaya ng kababaihan hindi lamang sa batas at teorya kundi sa praktikal na pang-araw-araw na buhay sa pamilya at lipunan. Hindi rin pinalampas ang mga usapin sa sekswalidad, pag-aasawa, diborsyo, pag-ibig, moralidad, at paglaya ng kababaihan mula sa pang-aapi ng kalalakihan.



## Kababaihan sa Digma

**Malawakang nagboluntaryo ang kababaihang Russian sa pagtatanggol ng sosyalistang gubyerno sa panahon ng Ikalawang Digmaang Pandaidig. Hanggang 800,000 kababaihan ang sumapi sa Red Army. Karamihan sa kanila ay mga medik at nars, at mayroon ding mga piloto, isnayper, *machine gunner, crew* ng tangke at partisano. Halos 200,000 sa kanila ang tumanggap ng pagkilala o parangal.**

## Alexandra Kollontai (Marso 19, 1872-Marso 9, 1952)

Tinalikuran ni Alexandra Kollontai ang masaganang buhay upang lumahok sa pakikibaka ng kababaihang manggagawa at sumapi sa Partido Komunista. Nahalal siyang kagawad ng Executive Committee ng Petrograd Soviet. Sa Russia, tinugis siya dahil sa mga sulatin niyang nananawagan sa kababaihan na lumaban, at kumilos siya sa labas ng bansa, ngunit dinakip siya sa Germany sa pagkakampanya niya laban sa unang digmaang pandaigdig. Bumalik siya sa Russia para lumahok sa rebolusyon, at nang magtagumpay ay itinalagang Komisar ng Mamamayan para sa Kagalingang Panlipunan—ang pinakaunang babae sa Russia na nanungkulan sa mataas na antas ng sosyalistang gubyerno.

Naging susi siya sa pagbubuo ng unang All-Russian Congress of Working and Peasant Women at sa pagtatayo at pamumuno sa Zhenotdel. Kabilang din siya sa bumuo ng International Communist Women's Secretariat ng Comintern. Itinulak ni Kollontai ang paglaya ng kababaihan sa lahat ng antas—sa lipunan, sa loob ng pamilya, at sa sarili. Siya ang unang babaeng embahador ng Russia sa Norway. Naging embahador din siya sa Sweden at tagapayo sa Soviet Ministry of Foreign Affairs.

Hanggang sa kasalukuyan, ang kanyang mga ideyang ipinaglaban ay patuloy na tinatangkilik ng maraming kababaihan sa buong daigdig.





Mga delegado sa Second All-Russian Congress of Soviets, Nobyembre 7-9, 1917

# Lahat ng kapangyarihan sa mga SOBYET

Nagbukas ang Second All-Russian Congress of Soviets sa Smolny, Petrograd, alas 10:45 ng gabi noong Oktubre 25 (Nobyembre 7 sa kalendaryo ngayon), 1917. Naagaw ng lokal na Sobyet ang kapangyarihan sa Petrograd sa gitna ng matinding pag-aalsa doon ng mga manggagawa. Idineklara ng kongreso na ganap nang lumipat sa kamay ng mga Sobyet ang kapangyarihang pang-estado.

Ito ay matapos nang ilang buwan na pagpupunyagi ng uring manggagawa sa pamumuno ng Bolshevik na agawin ang mga Sobyet o mga lokal na ehekutibo. Nilabanan nila ang burges na gubyernong Kerensky na isinubo ang masang anakpawis ng Russia sa unang gerang pandaigdig.

Noong gabi ng Oktubre 26, ilang oras lamang matapos ideklara ang tagumpay na ito, pinagtibay agad ng Second All-Russian Congress of Soviets ang Dikreto sa Kapayapaan na nanawagan sa lahat ng bayang nagdidigmaan na kagyat na magtigil-putukan nang may di bababa sa tatlong buwan upang makapagnegosasyong pangkapayapaan.

Inihalal ng Second All-Russian Congress of Soviets ang unang gubyernong Sobyet—ang Konseho ng mga Komisar ng Mamamayan—upang mamahala sa pagpapatakbo ng sosyalistang rebolusyon at konstruksyon. Ibinigay na pangunahing mga tungkulin nito ang: pigilan ang paglaban ng burgesya, himukin sa panig ng proletaryado ang mayorya ng mga magsasaka, organisahin ang malawakang produksyon ng makinarya gamit ang mga pabrikang nakumpiska sa burgesya, at organisahin ang sosyalismo mula sa mga guho ng kapitalismo. Ito ang diktadura ng proletaryado, o diktadura ng nakararaming anakpawis laban sa iilang burgesya at panginoong maylupa na dati ay nang-alipin sa kanila. Tinanggal ang mga ministro ng burges na pamahalaan at itinayo ang naaangkop na mga People's Commissariat. Nagbuo ng mga komite ng maralitang magsasaka na nanguna sa pagkonsolida ng Pulang kapangyarihan sa mga kanayunan, at sa kalaunan ay isinanib na sila sa mga naitayong Sobyet.



Bagong-halal na komiteng tagapamahala ng kolektibong sakahan sa Moscow, dekada 1930



## DIKRETO SA LUPA

Bilang pagkilala sa tining ng mga magsasaka, buong-buong pinagtibay ng gubyernong Bolshevik hanggang sa pinakahuling salita ang Nakaz (deklarasyon ng prinsipyo) ng mga magsasaka. Ang Nakaz ay mula sa tinipong 242 deklarasyon ng mga magsasaka ng iba't ibang lokalidad. Ipinasa para bungkalin ng mga magsasaka ang mahigit 162,000,000 ektarya ng lupa. Lahat ng rekursong mineral—langis, *carbon* at mga hilaw na metal—ay naging pag-aari ng mamamayan.



**Ang sosyalistang Russia ang pinakaunang bansa sa daigdig na nagsabatas ng walong oras ng araw ng paggawa noong 1917.**

Ang mga ipinasang batas ng mga sobyet ay pag-unlad na hindi kailanman naranasan ng mamamayan ng Russia noong panahon ng burges na "demokrasya" at kahit sa mga burges na "demokrasya" ng napakayayamang imperyalistang bayan sa panahong iyon. Pinaglingkod sa nakararami ang yamang dati ay hawak ng iilan at nabigyan ang mamamayan ng kalayaan at pagkakataon na mapaunlad ang sarili sa ilalim ng diktadura ng proletaryado.

Kaya buong-pusong sinuportahan ng masang anakpawis ang diktadura mula sa mga panloob at panlabas na kaaway. Panloob na kaaway ang burgesyang gustong manumbalik sa kapangyarihan at panlabas ang sumasalakay na higanteng hukbong German noong Ikalawang Digmaang Pandaigdig. Libu-libong manggagawa ang nagboluntaryong ipadala sa larangan ng digma, o kaya'y nag-obertaym sa pagawaan para mapunuan ang kakulangan ng mga manggagawang nasa labanan. Sa ilalim ng diktadura ng proletaryado, dumanas ang mamamayan ng malalim na pagbabago sa kanilang buhay panlipunan.

Nang mangibabaw sa Partido Komunista at sa gubyernong Sobyet ang rebisyunismo, unti-unting ipinihit ang diktadura ng proletaryado tungo sa diktadura ng burgesya, kung saan ang gubyerno ay naging isang pribilehiyadong saray sa lipunan na may natatanging akses sa serbisyong publiko, luho at yaman ng bayan. Sa mahabang panahon, isinuot ng mga modernong rebisyunista ang maskara ng sosyalismo habang unti-unting inuk-ok ang sosyalistang sistema at ipinanumbalik ang kapitalistang ekonomya at sistema.

## LIBRE AT UNIBERSAL NA EDUKASYON



Tiniyak nito ang edukasyon ng lahat ng batang edad tatlo hanggang 16 na taong gulang at dinoble ang bilang ng mga eskwelahan. Dulot nito, tumaas ang tantos ng literasiya mula 30% tungo sa 75% noong 1937. Sa mga konseho ng paaralan, kalahok ang lahat mula sa guro, estudyante hanggang dyanitor. Nagagawang ipatanggal ng mga estudyante ang mga asignatura na sa tingin nila ay hindi kailangan. Naglunsad ng libreng mga lektura para sa mga hindi nakapag-eskwela, ginawang pampubliko ang sining, at ibayong dumami ang mga aklatan.

## SEGURIDAD PANLIPUNAN

Sakop nito ang seguridad ng lahat ng manggagawa sa usapin ng kapansanan, pensyon sa pagtanda, alawans sa mga ina na may tatlo o higit pang anak, pension sa pamilyang nawalan ng tagapaghanapbuhay at pampinansyang tulong sa mga estudyante sa kolehiyo. Sinakop din ng mga garantiyang panlipunan ang kolektibisadong mga magsasaka.

Ginawang libre sa lahat ang serbisyong pangkalusugan laluna ang pangangalaga sa mga buntis at ang pagpaplano ng pagbubuntis.



Pulong ng mga magsasaka sa isang kolektibong sakahan, dekada 1930



Pabrika ng trak sa Moscow, 1920

# Sosyalistang ekonomya

Sentralisadong plano sa pagpapaunlad ng ekonomya, pambansang industriyalisasyon, nasyunalisasyon ng lupa ng mga panginoong maylupa at pagsulong ng industriya ang programa sa ekonomya na itinaguyod ng Rebolusyong Oktubre 1917.

Ang programang ito ang nagbigay ng tulak sa sumunod na mga yugto ng sosyalistang konstruksyon. Kalagitnaan ng 1937, dalawang dekada lamang matapos ang rebolusyon, isa nang modernong sosyalistang bayan ang Soviet Union. Inabot nito ang mahigit 700% ng antas ng produksyon bago ng digmaang pandaigdig. Mula sa karalitaang dulot ng awtokrasya ni Tsar Nicolas at panggigipit ng iba't ibang mas malakas na imperyalistang bayan, naibangon ang Rusya upang maging isa sa pinakamakapangyarihang bayan sa buong daigdig. Sa panahon ng kanilang henerasyon at sa kagyat na sumunod na henerasyon ay tinamasa agad ng mamamayang nagrebolusyon ang mas matiwasay at masaganang buhay.




POSTER, 1945: Ang USSR ay sosyalistang estado ng manggagawa at magsasaka.

## Mabilis na pagsulong

Napaunlad ng Soviet Union ang mga modernong teknika sa industriya, agrikultura at syensya. Napaunlad ang paggamit ng likas na yaman sa metal, karbon, langis, *peat*, troso, enerhiyang-tubig at hilaw na materyal para sa industriya ng kemikal.

Pagputok ng Ikalawang Digmang Pandaigdig, may sapat na lakas ang sosyalistang ekonomya ng Soviet Union para maipagtanggol nito ang mga tagumpay ng rebolusyon laban sa pasismong Germany at gumampan ng mayor na papel sa pagdaig sa kapangyarihang Axis (Germany-Italy-Japan).

Isinabansa ang kalakalang panlabas, lahat ng bangko, malalaking empresa sa lahat ng sangay ng industriya, mga yamang mineral, kagubatan at tubig. Ipinawalambisa ang lahat ng utang na pinasok ng tsar at ng Probisyunal na Gubyerno.

Nandigma ang burgesya noong maagang bahagi ng 1918 upang muling mabawi ang kapangyarihan sa tulong ng imperyalismong British, French, Japanese at German. Sa pagharap sa gera sibil na ito, ipinatupad ng estado ang War Communism upang magamit ang mga rekurso ng bayan sa pagtatanggol ng katatayong gubyerno. Kinontrol pati ang mga panggitna at maliliit na industriya. Ipinatupad ang sistemang *surplus-appropriation* kung saan lahat ng butil na lampas sa pangangailangan ng magsasaka ay ibebenta sa gubyerno para sa pagkain sa kalunsuran at samga sundalong lumalaban sa gera. Ipinatupad rin ang sapilitang serbisyong paggawa sa lahat ng uri, sa prinsipyong "ang hindi magtrabaho ay hindi kakain."

Ipinatupad ang masusing pagkwenta ng gubyerno sa lakas paggawa, takbo ng produksyon, konsumo at distribusyon, at ikot ng pinansya sa pambansang saklaw upang maikumpas ito sa isang sentralisadong pagpapatakbo. Naglunsad ang Partido ng masigasig na kampanya laban sa katamaran at kawalan ng disiplina sa paggawa. Ipinatupad ang pagtutumbas ng tamang sahod sa laki ng nalikhang produkto o nagawang trabaho, pagtanggal ng mga gawaing sobra o saliwa sa madulas na takbo ng produksyon, at pagpapaunlad ng mga wastong paraan ng paggawa.



**428%** pagtaas ng produksyon

**129%** paglawak ng lupang sinasaka

**142%** pagdami ng inaning butil

**350%** pagdami ng nakapag-aral sa elementarya at hayskul

**484%** pagdami ng nakapag-aral sa kolehiyo

Matapos ang gera sibil noong 1921, ipinatupad ang New Economic Policy (NEP o Bagong Patakarang Pang-ekonomya) upang maibangon ang ekonomyang winasak ng gera. Pinalitan ng sistemang buwis ang sistemang *surplus-appropriation*. Pinasigla ang agrikultura, pinalawak ang produksyon ng butil at mga industriyal na pananim, pinasigla ang sirkulasyon ng mga kalakal, pinaunlad ang suplay sa mga bayan, at lumikha ng bagong pundasyon ng alyansa ng mga manggagawa at magsasaka. Nang maabot na ang isang antas ng pagpapasigla noong 1928, inilunsad ang unang limang-taong plano para sa sosyalistang konstruksyon, kung saan naglaan ang estado ng 64.6 bilyong rubles ($12.3B) na puhunan para sa pambansang pagpapaunlad ng industriya, elektrisidad, transportasyon at agrikultura. Layunin ng planong ito ang pagtatayo ng industriyang makapaglilikha ng kinakailangang ekwipment at magrereorganisa hindi lang ng buong industriya kundi maging transportasyon at agrikultura sa batayang sosyalista. Naabot ang mga target ng limang-taong plano sa loob ng apat na taon at tatlong buwan, at naging pangunahing salik na ng ekonomya ang sektor ng estado. Sunod namang inilunsad ang ikalawang limang-taong plano noong 1932. Nilayon nitong abutin ang walong beses na pag-unlad ng ekonomya kumpara sa antas nito noong bago ang digmaang pandaigdig. Naglaan ng malaking pondo ang estado para sa mekanisasyon at modernisasyon ng agrikultura, teknikal na rekonstruksyon ng transportasyon at komunikasyon, at higit na pagpapaunlad sa antas ng pamumuhay ng mga manggagawa at magsasaka. Sa determinasyon ng masang anakpawis at sentralisadong pamumuno ng estado, nakamit ang mga target nito nang mas maaga kaysa sa plano.

"Ang imperyalismo ang bisperas ng sosyalistang rebolusyon ng proletayado. Nakumpirma na ito mula 1917 sa pandaigdigang saklaw."

# BALIK-TANAW sa KRITIKA sa IMPERYALISMO


Н. ЛЕНИНЪ (ВЛ. ИЛЬИНЪ).

ИМПЕРІАЛИЗМЪ,
КАКЪ НОВѢЙШІЙ ЭТАПЪ
КАПИТАЛИЗМА.

(Популярный очеркъ).

СКЛАДЪ ИЗДАНІЯ:
Книжный складъ и магазинъ „Жизнь и Знаніе"
Петроградъ, Поварской пер., 2, кв. 9 и 10. Тел. 227—42.
1917 г.

NOONG 1916, sinulat ni Lenin ang Imperyalismo, ang Pinakamataas na Antas ng Kapitalismo, sa Zürich, sa pagitan ng Enero-Hunyo. Unang inilathala ang essay sa Zhizn i Znaniye (Buhay at Kaalaman) Publishers, Petrograd, sa gitna ng 1917.

Tinunggali ni Lenin, lider ng Partido Komunista (ang Russian Social Democratic Labor Party o RSDLP), ang sinasabi ng iba't ibang mga ekonomista ukol sa sistemang kapitalista sa kanilang panahon. Inilinaw niya na "hangga't hindi nauunawaan ang mga pang-ekonomyang ugat ng penomenong ito at hindi napapahalagahan ang pampulitika at panlipunang katuturan, hindi makahahakbang tungo sa paglutas ng mga praktikal na problema ng kilusang Komunista."

Inilarawan ni Lenin ang limang pangunahing katangian ng imperyalismo—1) pangingibabaw ng monopolyo, 2) oligarkiya sa pinansya, 3) eksport ng kapital, 4) paglikha ng mga saklaw ng impluwensya, at 5) ganap na paghahati ng daigdig.

### IMPERYALISMO ANG MONOPOLYONG YUGTO NG KAPITALISMO

Taliwas sa ipinamarali ng mga burges na ekonomista na malayang kompetisyon ang sistemang kapitalismo, mula pa noong maagang bahagi ng ika-20 siglo ay nangibabaw na sa buong sistema ang mga monopolyo at naging pundasyon na ito ng buhay pang-ekonomya ng mga kapitalistang bansa. Ang mga monopolyo ang kumokontrol sa suplay ng hilaw na materyales, suplay ng lakas paggawa, mga deliberi, at mga pautang. Winawasak ang mga unyon, kinukopo ang pamilihan, at sistematikong minamanipula ang presyo para malugi ang empresang gustong kontrolin.

### PAGBUO NG NAPAKAMAKAPANGYARIHANG PANGKAT NA TINATAWAG NA OLIGARKIYA SA PINANSYA

Sa pamamagitan ng mga *trust* na may mga sapi sa napakaraming mga kasosyong kumpanya—kapwa rehistrado at nagbabalatkayo—at sala-salabid na mga pamunuang nagpapatakbo sa mga korporasyon, nahahawakan ng oligarkiya sa pinansya ang halos buong pampinansyang kapital ng lahat ng mga kapitalista at ng mas malaking bahagi ng kagamitan sa produksyon at pinagkukunan ng hilaw na materyales ng kanilang bayan at ng iba pang mga bayan.






Si Lenin sa presidyum ng Unang Kongreso ng Communist International, Marso 1919

**NOONG MAAGANG BAHAGI NG 1900,** **kabilang sa mga industriyang kontrolado ng monopolyo ang industriya ng riles at tren sa Britain at France, industriya ng kuryente at kemikal sa Germany at ang industriya ng asero at ng langis sa USA. Isa sa mga monopolyong ito ang Standard Oil Company ng USA na naging pinakamalaking kumpanya ng langis sa bayan sa pamamagitan ng iba't ibang panggigipit sa mga kakumpitensya nito. Sa kapital na humigit-kumulang $150 milyon, kumita ito ng netong $838.8M mula 1882 hanggang 1906. Ito na ngayon ang ExxonMobil, ang pinakamalaking pribadong kumpanya ng langis na nagpoprodyus ng 3% ng langis at 2% ng enerhiya ng buong mundo. May negosyo ito sa iba't ibang sangay ng industriya at may kontrol sa 8.5 milyong ektaryang lupa sa Europe, South America, Asia, Australia, Africa, at Canada, maliban pa sa anim na milyong ektarya sa US mismo.Ang hepe nito, si Rex Tillerson, ay itinalaga ni President Trump ng US bilang Secretary of State.**

**NOONG 1910,** pinansin ni Lenin na ang anim na pinakamalalaking bangko sa Berlin ay may mga direktor sa 344 kumpanyang industriyal, at mga *board member* sa 407 iba pa, na saklaw ang *insurance*, transportasyon, restoran, teatro, at iba pa. Sa kabilang panig, ang makapangyarihang mga industriyalista ay nasa lupon ng mga superbisor *(supervisory board)* ng mga bangkong ito. Sa US, nabanggit din ang dalawang pinakamalalaking bangko, ang pag-aari ng pamilyang Rockefeller at Morgan, na kumukontrol sa mahigit $6 bilyong kapital. Ang dalawang bangkong ito ay magkasanib na ngayon sa multinasyunal na JPMorgan Chase & Co. na itinala ng Forbes bilang pinakamalaking bangko sa US at ikatlong pinakamalaking bangko sa daigdig batay sa mga ari-arian at kapital nito na umaabot sa humigit kumulang $2.5 trilyon. May 288 rehistradong subsidyaryo ito sa iba't ibang bahagi ng daigdig, at may ugnayang pamunuan sa John Deere & Co., WalMart Stores, Inc., Dow Chemical Co., Center for Strategic & International Studies, Inc., Rush University Medical Center, Apple, Inc. Quinnipiac University, Exxon Mobil Corp., NBC Universal Holdings, The Museum of Science & Industry, University of Chicago, Business Council for International Understanding, at marami pa sa iba't ibang larangan ng ekonomya at lipunan. Kumita ito ng netong $22,000 milyon noong 2014 at kasalukuyang may 241,359 empleyado sa buong daigdig.







Pakitang-tao lamang ang mga batas na "anti-trust" o anti-monopolyo ng mga imperyalistang estado. Mismong gubyerno ay batbat ng mga myembro ng oligarkiya sa pinansya o mga ahente nito sa lahat ng antas, at kinatawan nila maging ang mga presidente o punong ministro ng mga kapitalistang bansa. Nakakonsentra ang yaman ng lipunan sa kamay ng iilang oligarkiya sa pinansya na walang anumang ambag sa produksyon. Sila ang larawan ng pagkaparasitiko, kabulukan at pagsasamantala ng imperyalismo kaya't napakabigat na pasanin ng masang anakpawis. Ang gahiganteng kumpetisyon nila sa isa't isa para sa higit pang tubong kakamalin ang nagtutulak sa paulit-ulit at papalalang krisis sa ekonomya kung saan ang masang anakpawis din ang nasasalanta. Pinakahuli at dramatiko ang krisis sa pinansya noong 2007-2008 na simula ng isang dekada nang depresyon na hindi pa nakakabangon hanggang ngayon.

**EKSPORT NG KAPITAL**

Dahil hindi na muling maipuhunan ang sobrang kapital sa sariling bayan dahil sa sobrang produksyon, inieeksport to sa ibang bansa para patuloy na makapagpalaki ng tubo. Sinasamantala ang atrasadong ekonomya ng mga bansang ito, ang mababang antas ng pag-unlad ng kapitalismo, ang murang lupa, hilaw na materyales at lakas-paggawa upang magkamala ng supertubo ang mga imperyalista.

Paraan din ng eksport ng kapital ang pagpapautang. Ang kapital na ipinauutang ng mga monopolyo kapitalista ay nakatakda kung saan gagamitin. May kasabay itong mga kontrata tulad ng pagbili ng armas, teknolohiya, makinaryang gagamitin, o mga pangkonsumong kalakal mula lamang sa nagpautang na bansa o korporasyon, o kaya'y doon din magsusuplay ng hilaw na materyales.

Kaya't habang tumatabo ng tubo mula sa utang, kumikita pa ang mga monopolyo kapitalista mula sa pagbenta ng mga produkto nito.

Noong 1910, ang dalawang dating imperyalistang bayan, England at France, kasama ang dalawang umuusbong na imperyalistang bayan, United States at Germany, ang nagmamay-ari ng halos 80% ng kapital sa pinansya ng buong mundo. Wari ba'y sila ang usurero ng buong daigdig.

Lalo pa itong tumingkad pagkatapos ng Ikalawang Digmaang Pandaigdig nang itayo ang International Monetary Fund, na kontrolado ng mga imperyalistang bayan, para masistematisa ang pagpapautang sa mga atrasadong bayan. Sa bawat pautang ay nagtakda ito ng napakasahol at napakabigat na mga kundisyon sa mismong estado ng pinauutang.



Mga manggagawa sa pabrika ng asero, 1900

**KINOKONTROL NG** ng bawat monopolyong kumbinasyon ang lahat ng pagkukunan ng hilaw na materyales upang maipagkait ito sa kanilang kakumpitensya, laluna ang mga nauubos na yaman tulad ng langis, mina, karbon at lupa. Hinahawakan nila hindi lamang ang mga dati nang natuklas na rekurso, kundi pati ang mga potensyal pa, dahil napakabilis ng pag-unlad ng teknolohiya.

Para sa kanila, ang ngayong walang silbi ay maaaring mapakinabangan bukas, mabuhusan lang ng teknolohiya at kapital. Garantiya ito laban sa anumang panggigipit ng kakumpitensya, kabilang na ang pagbubuo ng mga batas na nagtatatag ng monopolyo ng estado.

**NAGBABAGU-BAGO ANG paghahati batay sa lakas ng bawat monopolyong korporasyon at sa bayang kumakatawan sa kanila.**

**Noong 1884 hanggang 1914, sa merkado ng internasyunal na kartel ng asero, lumiit ang bahagi ng Great Britain mula 66% tungo 53.5%, samantalang lumaki ang Germany mula 27% tungo 28.8%, at Belgium mula 7% naging 17.67%. Sa huli, nabahaginan ang France, at noong 1905 ay nakibahagi pa ang United States Steel Corporation ni J.P. Morgan, ang pinakamalaking korporasyon ng asero sa US.**

### PAGLIKHA NG SAKLAW NG IMPLUWENSYA

Inaalis ang kasarinlang pulitikal ng atrasadong bayan at mamamayan para maging madulas ang paghuthot ng tubo. Ipinakikita ito sa paglitaw at paglaganap ng mga kolonya, na tuwirang hawak ng imperyalistang estado, at ng mga malakolonya, mga bansang nagpapakilalang "nagsasarili" ngunit sa katotohanan ay sakal ng imperyalistang estado sa ekonomya, pulitika at kultura. Sa pagtatayo ng isang tutang gubyerno, binabansot ng mga imperyalista ang ekonomya, dinarambong ang likas na yaman, pinipiga ang murang lakas-paggawa ng uring anakpawis, at binubulok ang kaisipan ng mamamayan upang tanggapin ang kanilang paghaharI.

### GANAP NA PAGHAHATI NG DAIGDIG

Simula pa lamang ng siglong 1900, naubos na ang "bukas" na teritoryo sa hibang na pananakop ng oligarkiya sa iba't ibang bayan; ganap na ang pagkakahati-hati ng daigdig. Nagbabago lamang ang pagkakahating ito kapag naaagaw ng isa ang teritoryong "pagmamay-ari" ng iba. Ang imperyalismo ay katumbas ng digmaan. Ang dominasyong sinisikap ng mga imperyalistang estado ay umaabot pati sa pinakaindustriyalisadong mga rehiyon. Hindi lang ito para sa sariling pagpusisyon, kundi para pahinain at bakuran ang karibal na kapangyarihan at makamit ang hegemonya. Ipinakita ni Lenin na pang-ekonomyang dominasyon ang batayan ng imperyalismo, ngunit sistema itong sumasaklaw maging ng pulitika at kultura, at militar na pagpusisyon sa buong daigdig. Ang paligsahang ito para sa dominasyon ay nagtutulak sa walang tigil na pakikidigma o paghahanda para makidigma.



**NEOLIBERALISMO ANG** pinakahuling mukha ng imperyalistang pang-aapi at pagsasamantala. Pagbaklas ito sa mga regulasyon o sagka upang buong layang magpalawak ng kapital ang oligarkiya sa pinansya. Pagbubukas ito ng buong daigdig sa kanilang ibayong pagsasamantala sa tinatawag na globalisasyon, at pagsikil sa kapangyarihan ng paggawa, lalo na ang pagwasak sa organisadong paggawa. Sa paglulunsad ng oligarkiya sa pinansya ng gera laban sa paggawa, lumalalim ang hukay ng kanilang libingan sa harap ng nagngangalit na masang anakpawis.

Tulad ng naipaliwanag ni Lenin, walang ibang kalutasan ang krisis ng imperyalismo kundi ang rebolusyong proletaryo upang maitatag ang sosyalismo.

## IMPERYALISTANG DIGMAAN



Unang Digmaang Pandaigdig noong 1914-1918 ang isa sa pinakamarahas at mapaminsalang digmaan sa kasaysayan ng Europe



Ikalawang Digmaang Pandaigdig noong 1939-1945 kung saan nasaklaw ang Pilipinas. Pagkatapos ng digmaan, lumaki ang teritoryo ng US.

Ang Cold War sa pagitan ng imperyalismong US at sosyal-sobinistang USSR, ang giriang nukleyar at mga *proxy war*

Mga digmang agresyon laban sa Vietnam at Korea

Mga gerang *proxy* ngayon sa Syria, Afghanistan, Iraq, Sudan, at marami pang bayan sa Africa

Naglulunsad ng iba't ibang tipo ng hayag at tagong gera ang mga imperyalistang estado para sa dominasyon sa mundo. Maliban sa dati nang mga imperyalistang kapangyarihan tulad ng Great Britain, France, Germany at US, pumasok na rin sa eksena ang mga bagong kapangyarihang Russia at China. Gumastos ang mga ito sa militar ng $1,686 bilyon noong 2016, kung saan pinakamalaki ang US na $611 bilyon.



Ayon sa US Department of Defense noong 2016, maliban sa mga nanggegerang sundalo sa Afghanistan, Iraq, Iran, Kuwait at Syria, may 150,560 tauhang militar ang US sa labas ng kanilang bansa. Sa datos din ng US Joint Chiefs of Staff, nakikialam o nandirigma ang *special operations forces* sa 134 bayan.






**MULA 1884-1900** ang masaklaw na pananakop ng pangunahing mga bayan sa Europe. Noong 1900 ay nakolonisa na ang 90.4% ng Africa, 98.9% ng Polynesia, 56.6% ng Asia, 27.2% ng America (hilaga hanggang timog), at ang buong Australia.

Sa panahong ito rin sinaklot ng US ang Pilipinas, sa pamamagitan ng isang digmang mapanakop na pumatay sa halos sangkanim (1/6) ng populasyong Pilipino. Naging maingay ang pagtutol rito ng mamamayang Amerikano, bagay na pinansin ni Lenin sa kanyang akda na "Imperyalismo."




Dapat ding ibatay ng Partido Komunista ang patakaran nito sa usaping pambansa, hindi sa abstrakto at pormal na mga prinsipyo ngunit, una, sa isang presisong pagtaya sa ispesipikong istorikal na kalagayan at, pangunahin, mga kalagayan sa ekonomya; pangalawa, sa isang malinaw na pag-iiba sa pagitan ng interes ng uring api, ng anakpawis, at sa pangkalahatang konsepto ng pambansang interes sa kabuuan, na nagpapahiwatig ng interes ng naghaharing uri; at pangatlo, sa isang kasinglinaw na pag-iiba sa pagitan ng api, dependyente at nasasakop na mga bansa at ng nang-aapi, nagsasamantala at naghaharing bansa, upang mapasubalian ang burges-demokratikong mga kasinungalingan na pinaliliit ang kolonyal at pinansyal na pang-aalipin ng napakaliit na minorya ng pinakamayayaman at abanteng kapitalistang bayan sa malaking mayorya ng populasyon ng daigdig, isang katangian ng panahon ng kapital sa pinansya at imperyalismo.

**Vladimir Lenin**
Preliminary Draft Theses on the Naional and the Colonial Questions, 1920

